# IKA-8 NG ENERO,
# SABADO PAGKARAAN NG PAGPAPAKITA NG PANGINOON

**Panalangin Sa Umaga**

## PASIMULA

**Panginoon, buksan mo ang ating mga labi.**
At pupurihin ka ng aking bibig.

## PAANYAYA SA PANALANGIN ANTIPONA

**Si Kristo'y napakita sa atin, halina't siya'y ating sambahin.**

**Salmo 95**

Tayo ay lumapit sa 'ting Panginoon, Siya ay awitan,
Ating papurihan ang batong kublihan nati't kalakasan.
Tayo ay lumapit sa kanyang harapan na may pasalamat,
Siya ay Purihin ng mga awiting may tuwa at galak. *(Antipona)*

Sapagkat ang Diyos ay ang Panginoong napakadakila,
Ang dakilang Haring higit sa sinuman na binabathala.
Nasa kanyang palad ang buong daigdig. pati kalaliman,
Ang lahat ay kanya maging ang mataas nating kabundukan.
Kanya rin ang dagat at pati ang lupa na kanyang nilalang. *(Antipona)*

Tayo ay lumapit, sa kanya'y sumamba at magbigay-galang,
Lumuhod sa harap nitong Panginoong sa ati' y lumalang.
Siya ang ating Diyos, tayo ay kalinga niyang mga hirang,
Mga tupa tayong inaalagaan. *(Antipona)*

Ang kanyang salita ay ating pakinggan:
"Iyang inyong puso'y huwag patigasin,
Tulad ng ginawa ng inyong mga magulang
Nang nasa Meriba, sa ilang ng Masa.
Ako ay tinukso't doon ay sinubok ng inyong magulang,
Bagamat nakita ang aking ginawang sila' ng nakinabang. *(Antipona)*

Apatnapung taon, sa inyong ninuno ako ay nagdamdam,
Ang aking sinabi, "Sila ay suwail, walang pakundangan
At ang mga utos ko ay sinuway!"
Dahil sa galit ko, ako ay sumumpang di sila daratal,
Sa lupang pangakong aking inilaan." *(Antipona)*

Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo;
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen. *(Antipona)*

**AWIT** (ADESTE FIDELIS)

Halina't magdiwang, at ating purihin
Ang Mesiyas na isinilang sa Belen.
Sambahin natin, Hari ng mga anghel:

Koro: Halina't siya'y purihin.
Halina't siya'y purihin,
Purihin natin ang Kristong Diyos natin.

Kayo'y mag-awitan nang may kagalakan,
Kayong mga anghel at ang mga banal,
At dakilain, D'yos sa kaitaasan: (Koro)

Kami'y bumabati sa ngayo'y 'sinilang
Kay Kristo Hesus ng kaluwalhatian;
Siya'y naging tao, sa anyo na totoo. (Koro)

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Sa pagdating ng umaga, pinupuri namin ang iyong habag, Panginoon, at ang gabi'y makatatagpo sa aming naghahayag ng iyong katapatan.

**Salmo 92**

*(Pagpupuri sa Diyos na Manlilikha)*

Ang magpasalamat sa PANGINOONG Diyos ay mabuting bagay,
Umawit na lagi, purihin ang ngalang Kataas-taasan.
Pag-ibig n'yang wagas ay dapat ihayag, kung bukang-liwayway,
Pagsapit ng gabi ang katapatan n'ya'y ihayag din naman.
Ito'y ipahayag sa saliw ng alpa't tugtuging salteryo,
Sa magandang himig ng tugtuging lira'y ipahayag ito.

Ako'y nagagalak sa iyong ginawa na kahanga-hanga,
Sa lahat ng ito, ako'y umaawit dahilan sa tuwa.
O pagkadakila! Kay dakila, PANGINOON, ng iyong ginawa,
Ang iyong isipan ay sadyang mahirap naming maunawa.

Sa pahat na isip, ang bagay na ito ay di nalalaman,
Hindi malilirip ni mauunawa ng sinumang mangmang
Ang mga masama, kahit na dumami, sila ma'y umunlad,
Yaong sasapitin nila't hahantungan ay pagkapahamak;
Sapagkat ikaw lang, PANGINOON, ang dakila't walang makatulad.
Nababatid naming lilipuling lahat ang iyong kaaway,
At lahat ng taong masama ang gawa ay mapipilan.

Ako'y ginawa mong sinlakas ng torong mailap sa gubat,
Ako'y pinagpala't pawang kagalakan yaong dinaranas.
Aking nasaksihan yaong pagkalupig ng aking kaaway,
Pati pananaghoy ng mga masama'y aking napakinggan.
Katulad ng palma, ang taong matuwid tatatag ang buhay,
Parang mga sedro, kahoy sa Libano, lalagong mainam.

Parang punongkahoy na doon natanim sa tahanan ng Diyos,
Sa banal na templo, ito ay lalago na nakalulugod.
Tuloy ang pagbunga kahit na ang punong ito ay tumanda,
Luntia't matatag, at ang dahon nito ay lagging sariwa.
Ito'y patotoo na ang PANGINOO'Y tunay na matuwid,
Siya kong sanggalang, matatag na batong walang bahid dungis.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Sa pagdating ng umaga, pinupuri namin ang iyong habag, Panginoon, at ang gabi'y makatatagpo sa aming naghahayag ng iyong katapatan.

**Antipona 2:** Kilalanin ang kadakilaan ng ating Diyos.

**Awit: Deuteronomio 32:1-12**

*(Ang kabutihan ng Diyos sa kanyang bayan)*

Dinggin mo ako, O langit; pakinggan mo ako, O lupa.
Itong aking mga aral; matulad nawa sa ulan,
Nagpapasariwa sa damo; bumubuhay sa halaman.

Ang ngalan ng PANGINOON ay aking pupurihin
At ang inyong itutugon, "Dakila ang Diyos namin!"
Siya ang Bato, manlilikha,
Walang kapintasan ang lahat niyang gawa,
Matuwid ang lahat niyang kilos.
Siya ay tapat, walang pagkukulang,
Makatarungan at mat'wid.

Sila'y nagpakasama.
Dahil dito'y di na sila marapat tawaging anak,
Isang lahing tampalasan at balakyot.
Iyan pa ba ang igaganti ninyo sa PANGINOON,
Kayong mga haling at mga walang isip?
Di ba siya ang ama ninyong lumikha sa inyo,
At gumawa sa inyong isang bansa?

Alalahanin ninyo ang mga nakaraang araw,
Ang panahon ng inyong mga ninuno.
Itanong n'yo sa inyong mga ama, at ilalahad sa inyo.
Gayon din sa matatanda, at kanilang isasaysay.

Nang hatiin ng Diyos itong sangkalupaan
At pagbukud-bukurin ang mga bayan,
At nang itakda niya ang mga hangganan,
Nasaisip na niya ang Israel na kanyang bayan.
Pagkat ito ang bayan na kanyang hinirang,
Si Jacob na itinanging maging kanya lamang.

Sila'y natagpuan niya sa ilang,
Lupaing halos walang mabuhay na halaman.
Sila'y kinandili at pinatnubayan
Nang buong tiyaga at pagmamahal.

Sila'y parang mga inakay, tinuruang lumipad,
Sinusubaybayan mula sa itaas.
Minsa'y sinasalo ng makapangyarihang pakpak,
Tulad ng ginagawa ng agila sa kanyang mga anak.
Tanging ang PANGINOON ang pumatnubay
At walang ibang diyos na tumulong sa kanila.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Kilalanin ang kadakilaan ng ating Diyos.

**Antipona 3:** Kahanga-hanga ang iyong ngalan, Panginoon, sa lahat ng sangnilikha.

**Salmo 8**

*(Ang Diyos ay maringal at ang tao'y marangal)*

Ikaw, O PANGINOON, Diyos namin,
Laganap sa lupa ang iyong luningning,
At hanggang sa langit laging pupurihin.

Aawitang lagi niyong mga bata,
Na wala pang malay at sariling diwa.
Matibay na muog ikaw ay naghanda
Laban sa kaaway, kalabang masama.

Ang likha mong langit, kung aking pagmasdan,
Pati mga tala, bituin at buwan;
Ano nga ang tao upang 'yong alalahanin?
Ay ano nga siya na sukat mong kalingain?

Nilikha mo siya, na halos kapantay
Ng iyong luningning at kadakilaan!
Pinamahala mo sa buong daigdig,
Sa lahat ng bagay malaki't maliit;

Mga baka't tupa, hayop na mabangis
At lahat ng ibong nasa himpapawid,
At maging sa isda, sa 'lalim ng tubig.

Sa buong daigdig, ikaw PANGINOON namin,
Ang banal mong ngalan ay dadakilain!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Kahanga-hanga ang iyong ngalan, Panginoon, sa lahat ng sangnilikha.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Isaias 4:2-3)*

Pagdating ng araw na iyon, payayabungin ng Panginoon ang lahat ng pananim sa Israel, at ang bunga ng lupa ay magiging dangal at hiyas ng mga matitira sa Israel. Tatawaging banal ang mga matitirang buhay sa Jerusalem.

## TUGUNAN

**Ang lahat ng mga hari sa sanlibutan ay maninikluhod sa pagsamba.**
— Ang lahat ng mga hari sa sanlibutan ay maninikluhod sa pagsamba.

**Ang mga lalaki't babae sa bawat bansa'y maglilingkod sa kanya,**
— at maninikluhod sa pagsamba.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Ang lahat ng mga hari sa sanlibutan ay maninikluhod sa pagsamba.

## PAPURING AWIT NI ZACARIAS

**Antipona:** Ang mga Pantas ay naghandog ng ginto, kamanyang at mira, sa Panginoon na Anak ng Diyos at Haring kataas-taasan, aleluya.

Purihin ang Panginoong Diyos ng Israel!
Sapagka't nilingap niya at pinalaya ang kanyang bayan.

At nagpadala siya sa atin ng isang makapangyarihang Tagapagligtas,
Mula sa lipi ni David na kanyang lingkod.

Ipinangako niya sa pamamagitan ng kanyang banal na propeta noong una,
Na ililigtas niya tayo sa ating mga kaaway,
At sa kamay ng lahat ng napopoot sa atin.

Ipinangako rin niya na kahahabagan ang ating mga magulang,
At aalalahanin ang kanyang banal na tipan.

Iyan ang sumpang binitiwan niya sa ating amang si Abraham,
Na ililigtas tayo sa ating mga kaaway,
Upang walang takot na makasamba sa kanya,
At maging banal at matuwid sa kanyang paningin, habang tayo'y nabubuhay.

Ikaw naman, anak, ay tatawaging propeta ng Kataas-taasan;
Sapagka't mauuna ka sa Panginoon upang ihanda ang kanyang mga daraanan,
At ituro sa kanyang bayanang landas ng kaligtasan,
Ang kapatawaran ng kanilang mga kasalanan.

Sapagka't lubhang mahabagin ang ating Diyos;
Magbubukang-liwayway sa atin ang araw ng kaligtasan.
Upang magbigay-liwanag sa mga nasa kadiliman at nasa ilalim ng kamatayan,
At patnubayan tayo tungo sa daan ng kapayapaan.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Magalak tayo kay Kristong Mahabagin, na dumating upang palayain ang sangkatauhan mula sa kasalanang mapang-alipin, at upang bigyan ng kalayaan ng mga anak ng Diyos. Umaasa sa kanyang kalinga, ating sambitin:**

*Sa pamamagitan ng iyong pagsilang, iadya kami sa masama.*

Panginoon, ikaw ay ikaw na bago pa magkapanahon, ngunit inako mo pa rin ang isang bagong buhay,
— patuloy mo kaming panibaguhin sa pamamagitan ng hiwaga ng iyong pagsilang.

Kahit hindi mo tinalikdan ang pagka-diyos mo, tinanggap mo pa rin ang matulad sa aming mga tao,
— itulot mong makibahaging ganap ang aming buhay sa kabanalan mo.

Naparito ka upang maging ilaw ng sanlibutan, at guro ng kabanalan,
— ang iyong mga salita nawa ang maging ilaw sa aming daraanan.

O Salita ng Diyos na naging tao sa sinapupunan ng Birheng Maria, naparito ka sa daigdig,
— manahan kang lagi sa aming puso sa pamamagitan ng pananalig.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Amang makapangyarihan,**
**tumulad sa amin ang iyong Anak**
**nang sa kalikasan nami'y sarili niya ang inihayag.**
**Tulungan mo kaming sa kanya'y makatulad.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo,**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

**Ika-9 ng Enero, Linggo I**

# KAPISTAHAN NG PAGBIBINYAG NG PANGINOON

**Panalangin sa Takipsilim (I)**

## PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

## AWIT

Sa atin ay isang Sanggol ang ibinigay,
Si Hesukristong nagdulot ng kaligtasan;
Tagapayo sa Ama na Walang hangganan,
D'yos na tao, Prinsipe ng Kapayapaan.

'Sinilang ni Mariang Birheng Pinagpala,
Sa kapangyarihan nga ng Diwang Dakila;
Mula pa noong una'y ipinahayag na:
Ang Makapangyarihang Salita ng Ama.

Pag-ibig at katotohanan ay sa kanya,
Mula sa lakas n'ya, lahat ay iaadya.
Mga tuyot na sanga'y muling mabubuhay;
Muling magigising ang ligayang humimlay.

Papurihan natin ang Walang Hanggang Ama,
At ang Salita, ang Banal na Anak Niya;
At Espiritung Banal, sa Tatlong Persona,
Kahit magkaiba, pagkadiyos ay iisa.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Tulad ng nagbabagang kamanyang, Panginoon, dalangin ko nawa'y bigyan ng tugon.

**Salmo 141:1-9**

*(Panalangin sa panahon ng panganib)*

Sa iyo, PANGINOON, ako'y dumadalangin
Sa aking pagtawag, ako sana'y dinggin.
Ang aking dalangin sana'y tanggapin mo,
Masarap na samyong handog na insenso;
Ariing panggabing handog ko sa iyo.

O PANGINOON ko, bibig ko'y bantayan,
Ang mga labi ko'y lagyan mo ng bantay.
Huwag mong babayaang ako ay matukso,
Sa gawang masama ay magumon ako;
Ako ay ilayo, iiwas sa lilo,
Sa handaan nila'y nang di makasalo.

Pagka't may pag-ibig, ang mabuting tao
Pwedeng magparusa't pagwikaan ako,
Nguni't ang masama ay hindi ko ibig
Na ang aking ulo'y buhusan n'ya ng langis;
Pagka't ang dalangin at lagi kong hibik,
Ay laban sa gawa niyang malulupit.

Kung sila'y bumagsak tuloy na hatulan,
Maniniwala na ang mga nilalang
Na ang salita mo ay katotohanan.
Tulad ng panggatong na pira-piraso,
Sa pinaglibinga'y kakalat ang buto.

Di ako hihinto, n'yaring pananalig,
Ang pag-iingat mo'y aking ninanais,
H'wag mong itutulot, buhay ko'y mapatid.
Sa mga patibong ng taong balakyot,
Ingatan mo ako, ilayo mong lubos.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Tulad ng nagbabagang kamanyang, Panginoon, dalangin ko nawa'y bigyan ng tugon.

**Antipona 2:** Panginoon, ikaw ang aking tanggulan; ikaw lamang ang nais ko sa buhay.

**Salmo 142**

*(Ikaw, Panginoon, ang aking tanggulan)*

Ako ay humingi ng tulong sa Diyos,
Ako ay dumaing, sa kanya'y lumuhog;
Ang aking dinala'y lahat kong hinaing,
At ang sinabi ko'y pawang suliranin.

Nang ako ay halos wala nang pag-asa,
Ang dapat kong gawi'y nalalaman niya.
Sa landas na aking pinagdaraanan,
May handang patibong ang aking kaaway.

Sa aking paligid, nang ako'y lumingon,
Wala ni isa man akong makatulong.
Wala kahit isa na magsasanggalang,
Ni magmalasakit na kahit sinuman.

Ako ay humibik, sa PANGINOON dumaing,
Sa Tagapagligtas, ako'y dumalangin,
Pagkat siya lamang ang lunas sa akin.
Dinggin ang hibik ko, ako ay tulungan,
Pagkat halos ako'y di makagulapay.
Iligtas mo ako sa mga kaaway,
Na mas malalakas ang mga katawan.

Sa suliranin ko, ako ay hanguin
At ang pangalan mo'y aking pupurihin,
Sa gitna ng madlang mga lingkod mo rin
Sa kabutihan mong ginawa sa akin!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Panginoon, ikaw ang aking tanggulan; ikaw lamang ang nais ko sa buhay.

**Antipona 3:** Nagpakababa ang Panginoong Hesus, at siya'y itinampok ng Diyos.

**Awit: FiIipos 2:6-11**

*(Si Kristo, ang Banal na Lingkod ng Diyos)*

Bagama't siya'y Diyos,
Hindi nagpilit si Hesus
Na manatiling kapantay ng Diyos,

Bagkus hinubad niya ang lahat ng katangian ng pagka-Diyos.
Nagkatawang-tao at namuhay na isang alipin.

Nang maging tao siya'y nagpakababa
At naging masunurin hanggang kamatayan,
Oo, hanggang kamatayan sa krus.

Kaya naman, siya'y itinampok ng Diyos,
At binigyan ng pangalang higit sa lahat ng pangalan.

Anupa't ang lahat ng nilalang na nasa langit,
Nasa lupa, at nasa ilalim ng lupa,
Ay maninikluhod at sasamba sa kanya.
At ipahahayag ng lahat na si HESUKRISTO ANG PANGINOON,
Sa ikararangal ng Diyos Ama.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Nagpakababa ang Panginoong Hesus, at siya'y itinampok ng Diyos.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Acts 10:37-39)*

Alam ninyo ang pangyayaring naganap sa buong lupain ng mga Judio, na nagsimula sa Galilea pagkatapos na ipangaral ni Juan ang mensahe tungkol sa bautismo. Alam ninyo ang tungkol kay Jesus na taga-Nazaret at kung paanong pinili siya ng Diyos at pinuspos ng Espiritu Santo at ng kapangyarihan. Alam din ninyo na pumunta siya sa iba't ibang dako upang gumawa ng kabutihan sa mga tao at pagalingin ang lahat ng pinapahirapan ng diyablo. Nagawa niya ang mga ito sapagkat kasama niya ang Diyos. "Saksi kami sa lahat ng ginawa niya sa lupain ng mga Judio at sa Jerusalem.

## TUGUNAN

**Sa kanya'y pagpapalain ang lahat ng nilalang, mga lalaki't babae sa sangkalupaan.**
— Sa kanya'y pagpapalain ang lahat ng nilalang, mga lalaki't babae sa sangkalupaan.

**Ipahahayag ng lahat ng bansa ang kanyang kadakilaan,**
— mga lalaki't babae sa sangkalupaan.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Sa kanya'y pagpapalain ang lahat ng nilalang, mga lalaki't babae sa sangkalupaan.

## PAPURING AWIT NI MARIA

**Antipona:** Nagpabinyag ang ating Tagapagligtas upang sa pamamagitan ng mapanglinis na tubig ng binyag, mapanumbalik niya ang lumang pagkatao tungo sa isang bagong buhay. Pagalingin ang aming makasalanang kalikasan at damitan kami ng matapat na kabanalan.

Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon,
At nagagalak ang aking espiritu dahil sa Diyos na aking tagapagligtas.
Sapagka't nilingap niya ang kanyang abang lingkod!

At mula ngayon, ako' y tatawaging mapalad ng lahat ng salinlahi,
Dahil sa mga dakilang bagay na ginawa sa akin ng Makapangyarihan
Banal ang kanyang pangalan!

Kinahahabagan niya ang mga may takot sa kanya,
Sa lahat ng sali't saling lahi.

Ipinakita niya ang lakas ng kanyang mga bisig,
Pinangalat niya ang mga palalo ang isipan.

Ibinagsak niya ang mga hari mula sa kanilang trono,
At itinaas ang mga nasa abang kalagayan.

Binusog niya ng mabubuting bagay ang mga nagugutom,
At pinalayas niyang wala ni anuman ang mayayaman.

Tinulungan niya ang kanyang bayang Istael,
Bilang pagtupad sa pangako niya saating mga magulang,
Kay Abraham at sa kanyang lahi, magpakailanman!

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Kaisa ng lahat ng mga Kristiyano sa pananalangin at papuri, tumawag tayo sa Panginoon:**

*Ama, pakinggan mo kaming iyong mga anak.*

Tulungan ang mga taong di nakakikilala sa Diyos ngunit naghahanap sa iyo sa lilim at anino ng isip ng tao,
— panibaguhin sila sa liwanag na kaloob ni Hesukristo.

Tunghayan ang mga sumasamba sa iyo bilang isang tunay na Diyos at naghihintay sa iyong pagdating upang humatol sa huling araw,
— nawa'y makilala nila ang iyong wagas na pagmamahal.

Alalahanin ang mga pinagkalooban mo ng buhay, liwanag at ng kabutihan mo,
— huwag silang hayaang malayo sa iyo.

Bantayan ang mga naglalakbay sa pamamagitan ng iyong makalangit na pagsubaybay,
— at ilayo kami sa bigla at di-handang kamatayan.

Ipinahayag mo ang iyong katotohanan sa mga yumao noong sila'y nabubuhay sa lupa,
— akayin silang pagnilayan ang ganda ng iyong kalinga.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Amang makapangyarihan,
nang bumaba ang Espiritu kay Hesus
sa kanyang pagbibinyag sa ilog-Jordan,
ipinahayag mo siya na iyong Anak na Pinakamamahal.
Tangkilikin kaming iyong mga anak,
na ipinanganak sa tubig at Espiritu noong aming binyag,
upang maging matapat sa iyong pagtawag,
sa pamamagitan ni Hesukristo,
kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.
Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan
at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

## Panalanging sa Gabi

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

Pinupuri ka namin dahil sa 'yong kalinga,
Dakila naming Amang puspos ng pagpapala,
Kaloob sa ami'y pag-ibig na mahiwaga,
Na kahit na sa paghimlay ay nagtitiwala.

Sa pagsapit ng dilim, panatag na hihimlay
Upang panibaguhin ang lakas na 'yong bigay.
Ang hanapin nawang lagi'y ang ganap mong buhay,
Tiyak na makakamtan, biyayang kaligtasan.

**Antipona 1:** Panginoon, kami'y kaawaan at dinggin ang aming dasal.

**Salmo 4**
*(Pasasalamat)*

Sagutin mo ako sa aking pagtawag,
PANGINOONG Diyos na aking kalasag;
Ikaw na humango sa dusa ko't hirap,
Ngayo'y pakinggan mo, sa aki'y mahabag.

Hanggang kailan pa kaya lilibakin
Niyong mga tao ang iyong alipin?
Hanggang kailan pa nila iibigin
Ang walang halaga't pagsisinungaling?

Dapat mapagkuro ninyo at malaman
Na mahal ng PANGINOON akong kanyang hirang,
Diniriniig niya sa pananawagan.

Nagagalit ka man, sala ay iwasan,
Sa loob ng silid ikaw ay magnilay;
Ihandog sa PANGINOON, yaong wastong alay,
Ang pagtitiwala sa kanya ibigay.

Ang marami niya'y yaong nagsasabi:
"Masaganang biyaya ay buhusan kami,
At pagkalooban ng habag mo, PANGINOON!"

O Diyos, ang ligayang bigay mo sa akin,
Higit na di hamak sa galak na angkin,
Nilang may maraming imbak na pagkain
At iniingatang alak na inumin.

Sa aking paghimlay, ako'y mapayapa,
Pagkat ikaw, PANGINOON, ang nangangalaga.

*(Papuri sa Ama at...)*

**Antipona 1:** Panginoon, kami'y kaawaan at dinggin ang aming dasal.

**Antipona 2:** Sa katahimikan ng gabi, awitan ang Diyos ng papuri.

### Salmo 134

*(Panalangin sa Takipsilim sa Templo)*

Lumapit sa PANGINOON, at kayo'y magpuri,
Kayong naglilingkod sa templo, kung gabi.
Sa loob ng templo siya'y papurihan
Kayo'y dumalangin na taas ang kamay.

Nawa'y pagpalain kayo ng Lumikha,
Ng Diyos na lumikha ng langit at lupa;
Magmula sa Sion, tanggapin ang pala.

*(Papuri sa Ama at...)*

**Antipona 2:** Sa katahimikan ng gabi, awitan ang Diyos ng papuri.

## PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Deuteronomio 6:4-7)*

Dinggin ninyo mga Israelita: Ang Panginoon lamang ang Diyos. Ibigin ninyo siya nang buong puso, kaluluwa at lakas. Ang mga utos niya ang itanim ninyo sa inyong isip. Ituro ninyo ito sa inyong mga anak; sa loob at sa labas ng inyong tahanan, sa oras ng paggawa at pamamahinga, sa lahat ng lugar at sa lahat ng panahon..

## TUGUNAN

**Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Tinubos mo kami, Panginoong Diyos ng katotohanan,**
— inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Papuri sa Ama at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

## PAPURING AWIT NG EBANGHELYO

**Antipona:** Habang kami'y gising, Panginoon, kami ay ingatan; bantayan kami habang kami'y nahihimlay; upang sa paggising, manatili kaming kasama ni Kristong nagbabantay, at sa pagtulog, makapahinga kami sa kanyang kapayapaan (aleluya).

Kunin mo na, Panginoon ang iyong abang alipin,
Ayon sa iyong ipinangako:

Yamang nakita na ng aking mga mata ang iyong pagliligtas,
Na inihanda mo para sa lahat ng bansa:

Liwanag itong tatanglaw sa mga Hentil,
At magbibigay karangalan sa iyong bayang Israel.

## PANGWAKAS NA PANALANGIN

**Panginoon,**
**samahan kami ngayong gabing magdamag.**
**Sa pagdating ng araw,**
**makabangon nawa kami sa pagkahimlay,**
**upang magalak sa pagkabuhay ng iyong Kristo,**
**na nabubuhay at naghahari magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

**Gawaran nawa tayo ng Makapangyarihang Diyos ng gabing panatag at mapayapang pagkahimlay.**
— Amen.

## AWIT O PANALANGIN NG PAPURI KAY MARIA

Aba Ginoong Maria, napupuno ka ng grasya.
Ang Panginoong Diyos ay sumasaiyo.
Bukod kang pinagpala sa babaeng lahat
At pinagpala naman ang iyong Anak na si Hesus.

Santa Maria, Ina ng Diyos,
Ipanalangin mo kaming makasalanan
Ngayon at kung kami'y mamamatay.
Amen.